sinungaling ng kanilang pamayanan [sila ay itinatwa at itinakwil], sa gayong kalagayan ay dumatal sa kanila ang Aming tulong...﴿

*(Qur'an 12: 110)*

﴾Kaya't tinugon Namin ang kanyang panambitan, at Aming iniligtas siya sa kapighatian. Sa gayon Namin inililigtas ang mga sumasampalataya [na nananalig sa Kaisahan ni Allah, umiiwas sa kasamaan at gumagawa ng kabutihan].﴿ *(Qur'an 21: 88)*

﴾At kayo ay nag-iisip ng may pag-aalinlangan kay Allah. Sa gayong kalagayan, ang mga sumasampalataya ay sinubukan at nauga nang matinding pagkalog.﴿ *(Qur'an 33: 10-11)*

Huwag magdalamhati sa pasakit na ibinigay sa iyo ng iba, at patawarin sila na nagturing sa iyo nang hindi mabuti.

Ang halaga ng pagkainggit at matinding hinanakit ay lubhang malaki (o marami), ito ang halaga na binabayaran ng mapaghiganting tao dahil sa kanyang masamang hangarin sa iba. Siya ay nagbabayad sa ganito ng kanyang puso, laman at dugo. Ang kanyang kapayapaan, paglilibang, at kanyang kaligayahan, - ang mga ito ay kanyang iniiwan sapagkat siya ay nagnanais ng tamis ng paghihiganti at sapagkat siya ay naghihinanakit sa iba.

Ang pagkainggit at matinding hinanakit ay mga sakit na binigyang-lunas ni Allah ng kagalingan at lunas:

﴾[Yaong] mga nagtitimpi ng galit at nagpapatawad ng mga tao...﴿

*(Qur'an 3: 134)*

﴾Magpakita kayo ng pagpapatawad, at magtagubilin kung ano ang mabuti, at lumayo kayo sa mga luku-luko [o hangal, alalaong baga, sila ay huwag ninyong patulan].﴿ *(Qur'an 7: 199)*

﴾Ang mabuting gawa at masamang gawa ay hindi magkatulad. Itaboy [kasuklaman] ang [masama] sa pamamagitan [ng gawa] na

mabuti, kung magkakagayon, siya na sa pagitan mo at niya na may pagkagalit [sa isa't isa, ay mangyayari] na tila ba siya ay dati nang malapit na kaibigan.﴿ *(Qur'an 41: 34)*

Huwag magdalamhati sa anumang nakalipas na nangyari sa iyong buhay, sapagkat katotohanang ikaw ay higit na pinagpala.

Magnilay-nilay sa maraming kagandahang-loob at mga regalo ni Allah na ipinagkaloob sa iyo at maging mapagpasalamat sa Kanya. Ipaala-ala mo sa iyong sarili ang maraming biyaya ni Allah, sapagkat Siya, ang Pinakamakapangyarihan ay nagwika:

﴾At kung inyong bibilangin ang mga pagpapala [Biyaya] ni Allah, kailanman ay hindi ninyo ito makakayang bilangin.﴿ *(Qur'an 16: 18)*

﴾At kinumpleto at pinerpekto [ni Allah] ang Kanyang mga Biyaya sa inyo, [kapwa] sa lantad [alalaong baga, Kaisahan ni Allah, kalusugan, kagandahan, atbp.] at nalilingid [pananampalataya kay Allah, karunungan, kaalaman, patnubay, kaligayahan sa Kabilang Buhay at Paraiso, atbp.].﴿ *(Qur'an 31: 20)*

﴾At kung anuman ang biyaya [at magagandang bagay] na nasa inyo, ito ay mula kay Allah. At kung ang kasamaan [kapinsalaan] ay dumatal sa inyo, kayo ay naninikluhod ng tulong sa Kanya.﴿
*(Qur'an 16: 53)*

﴾Hindi baga Namin nilikha ang kanyang dalawang mata? At ang dila, at dalawang labi? At Aming ipinamalas [ipinaalam] sa kanya ang dalawang landas [tumpak at mali]?﴿ *(Qur'an 90: 8-10)*

Ang buhay, ang kalusugan, ang kakayahan ng pandinig at pangmasid, ang dalawang kamay at dalawang binti, ang tubig, ang hangin, ang pagkain, - ang mga ito ay ilan sa mga higit na lantad na mga biyaya ng mundong ito, samantalang ang pinakadakila sa lahat ng mga biyaya ay (yaong) Islam at tamang patnubay. Ano ang

sasabihin mo sa kanya na nag-alok sa iyo ng malaking halaga ng pera bilang kapalit ng iyong mga mata, ng iyong mga tainga, ng iyong mga binti, ng iyong mga kamay, ng iyong puso? Sa katotohanan, gaano kalaki ang iyong kayamanan? Sa pamamagitan nang hindi pagpapasalamat kay Allah, ikaw ay hindi nagbibigay ng katarungan sa hindi mabilang na kagandahang-loob ni Allah.

## *Huwag magdalamhati sa mga walang halagang bagay*

Sa pamamagitan ng kawalan ng pakialam sa maliliit na bagay, ikaw ay nagpakita ng isang pag-uugali na maghahatid sa iyo ng kaligayahan, sapagkat ang isa na mataas sa kanyang mga hangarin ay abalang-abala lamang sa kasasapitan sa Kabilang Buhay.

Ang isa sa mga banal ng ating sinundang (henerasyon) ay nagpayo sa isa sa kanyang mga kapatid ng sumusunod na pananalita:

> "Maging abala lamang tungkol dito: tungkol sa pakikipagtipan kay Allah, tungkol sa pagtindig sa Kanyang harapan, at tungkol sa Kabilang Buhay."

﴾Sa Araw na yaon, kayo ay ihaharap sa Pagsusulit at walang anumang lihim ang inyong maikukubli.﴿ *(Qur'an 69: 18)*

Walang isa mang pagkabalisa o pag-aala-ala na ang halaga (o katuturan) nito ay hindi nababawasan kung ito ay ihahambing sa pag-aala-ala ng Kabilang Buhay. Ano ang mga pagkabalisa ng buhay na ito? Ito ay ang estado (katayuan), karangalan, katanyagan, kita na pangkabuhayan, kayamanan, mga malalaking tahanan, at mga anak. Ang lahat ng mga ito ay walang halaga kung ihahambing sa pagsusulit sa harapan ni Allah!

Si Allah ay naglarawan sa Kanyang mga kaaway, ang mga mapagkunwari, sa pagsasabi:

﴾... Habang ang isang pangkat naman ay natitigatig sa kanilang sarili sa pagkabalisa, na ginigiyagis ng [kanilang] maling hinala kay Allah [na salat sa katotohanan]...﴿ *(Qur'an 3: 154)*

Ang kanilang pinagkakaabalahan ay para sa kanilang sarili, ang kanilang sikmura, at kanilang pagnanasa; wala silang alam na mas mataas na mga mithiin.

Nang ang mga tao ay mangako ng kanilang katapatan sa Propeta (saws) sa ilalim ng punongkahoy, ang isa sa mga mapagkunwari ay dali-daling lumisan upang hanapin ang kanyang pulang kamelyo na napaligaw. Siya ay nagsabi:

> "Para sa akin, ang hanapin ang aking kamelyo ay higit kong nagugustuhan kaysa ang seremonya ng pangako ng katapatan."

At dahil sa kaugnayan ng ganitong pangyayari, ang sumusunod ay isinalaysay sa isang *hadith*:

"*Lahat kayo ay pinatawad na, maliban sa may-ari ng pulang kamelyo.*"

Ang isa sa mga mapagkunwari, na nababalisa lamang tungkol sa kanyang sarili, ay nagsabi sa kanyang mga kasamahan tungkol sa ekspedisyon (paglalakbay na may hangarin) sa Tabuk, "Huwag magmartsa nang pasulong sa init." Si Allah, ang Kataas-taasan ay nagwika:

﴾Higit na matindi ang init ng Apoy ng Impiyerno...﴿ *(Qur'an 9: 81)*

Ang isa pa sa kanila ay nagsabi:

﴾Ako ay iyong payagan [na manatili sa aking tahanan; alalaong baga, na huwag mapabilang sa Jihad (o banal na pakikipaglaban para kay

Allah)], at ako ay huwag mong ilagay sa pagsubok.﴿

*(Qur'an 9: 49)*

At si Allah ay nagwika:

﴾Walang alinlangan na sila ay nahulog sa pagsubok.﴿ *(Qur'an 9: 49)*

Samantala, ang iba pa rin ay naliligalig at abala lamang sa kanilang kayamanan at mga pamilya:

﴾Kami ay naging abala sa pamamahala ng aming mga ari-arian at sa aming pamilya, - maaari bang hingin mo ang kapatawaran tungo sa amin?﴿ *(Qur'an 48: 11)*

Ang mga ganitong pag-aalala o pinagkakaabalahan ay mga maliliit na bagay (o walang kuwenta) na ang sinuman ay hindi marapat na mabahala, - maliban lamang sa kanila, na ang kanilang sarili ay walang kuwenta at walang halaga. Kung tungkol naman sa mariringal na mga Kasamahan (ng Propeta), sila ay nagnais ng mga kagandahang-loob ni Allah at sila ay nagmithi sa Kanyang pagkalugod.

## *Huwag malungkot, talikdan ang pagkabagabag*

Ang kawalan ng pinagkakaabalahan ay mapangwasak, at ang karamihan ng mga tao na nagdurusa sa mga pagkabahala at pagkabagabag ay yaon ding mga tao na walang ginagawa at hindi aktibo. Ang mga tsismis at bali-balita ang tangi lamang dibidendo o pakinabang sa kanila na mga bangkarote (o mga nalugi) sa makabuluhan at mabungang gawa.

Abalahin ang iyong sarili sa mga (ilang) bagay-bagay at gawin yaon nang mataman. Magbasa, dumalit at lumuwalhati sa iyong Panginoon ng may pagpupuri. Magsulat, dumalaw sa mga kaibigan,

at magkaroon ng kapakinabangan sa iyong oras. Sa maikling salita, huwag ibigay ang isa man (sa iyong) sandali sa kawalan ng ginagawa. Sa araw na iyong gawin ang ganito, ito ay magiging araw na ang mga pagkabagabag at pagkabalisa ay makakatagpo ng landas sa iyong buhay. Ang pamahiin at masamang mga bulong ay papasok sa iyong isipan, na magpapahintulot sa iyo upang maging larangang-laruan ng mga laro ng demonyo.

Huwag magdamdam (o malungkot) sa tao na nakakalimot o nagtatatwa sa mga kagandahang-loob na minsan mo nang naibigay sa kanya, sapagkat ang iyong ninanais ay marapat lamang na tanging para sa gantimpala ni Allah.

Dalisay at matapat na magsagawa nang mabubuting gawa para sa pagkalugod ni Allah, at huwag umasam ng magkapanabay na pagbati o pagtanaw ng utang na loob sa kaninumang tao. Huwag mong isapuso ang isang kagandahang-loob na iyong ipinagkaloob sa sinuman at nangyari na siya ay walang damdamin ng pasasalamat, na walang ipinakikitang tanda ng pagpapahalaga sa anumang iyong ginawa. Hanapin ang iyong gantimpala kay Allah. Si Allah ay nagsabi tungkol sa Kanyang matutuwid na mga alipin:

﴾... Habang sila ay naghahanap ng mga biyaya mula kay Allah at upang mabigyang-kasiyahan Siya.﴿ *(Qur'an 59: 8)*

﴾Ipagbadya: 'Hindi ako humihingi sa inyo para rito ng anumang kabayaran...'﴿ *(Qur'an 25: 57)*

﴾At wala siyang iniisip na pag-asam ng ganti sa sinuman [na kanyang dinamayan].﴿ *(Qur'an 92: 19)*

﴾Katotohanang kami ay nagpapakain sa inyo para sa kasiyahan ni Allah. Kami ay hindi naghahangad ng pabuya [gantimpala], gayundin ng pasasalamat mula sa inyo.﴿ *(Qur'an 76: 9)*

Kaya't gawin mo ang iyong pakikitungo kay Allah lamang, sapagkat Siya lamang ang Tanging Isa na nagbibigay ng gantimpala sa mga tao para sa mabubuting gawa. Siya ang nagbibigay at Siya ang nagkakaloob, o Siya ang nagpaparusa at Siya ang nagpapasulit, na nalulugod sa kanila na gumagawa nang mainam at napopoot sa mga gumagawa ng kasamaan.

Ang mga martir ay napatay sa Qandahar, at si Umar (nawa'y kalugdan siya ni Allah) ay nagtanong sa mga kasamahan, "Sino ang napatay?" Sila ay bumanggit sa kanya ng ilang pangalan at sila ay nagsabi, "Ang mga tao na iyong kilala." Ang mga mata ni Umar ay napuno ng luha at siya ay nagsabi, "Ngunit si Allah ang nakakaalam sa kanila."

Isang banal na tao ang nagpakain ng pinakamainam at pinakapinong pagkain sa isang bulag na tao. Ang kanyang pamilya ay nagsabi sa kanya, "Ang bulag na taong ito ay hindi nakakaalam kung ano ang kanyang kinakain (kaya't bigyan mo siya ng bagay na may mababang kalidad)." Siya ay tumugon, "Ngunit si Allah ang nakakaalam!"

Sapagkat si Allah ang nakakaalam sa iyong mga gawa, na nakakaalam ng kabutihan na iyong ginagawa at sa tulong na iyong ibinibigay sa iba, manatiling walang inaala-ala at hindi nababalisa tungkol sa anumang iisipin ng mga tao.

## *Huwag magdalamhati kung ang iba ay manisi at humamak sa iyo*

﴾Sila ay hindi makagagawa sa inyo ng kasahulan [kapinsalaan], maliban sa walang saysay na pang-iinis...﴿ *(Qur'an 3: 111)*

﴾At huwag kang magdalamhati sa kanila [mga mapagsamba sa diyus-diyosan at mga pagano], at huwag kang magkaroon ng lumbay dahilan sa kanilang binabalak.﴿ *(Qur'an 16: 127)*

﴾Nguni't sila ay huwag mong saktan [pahirapan], at magtiwala ka kay Allah...﴿ *(Qur'an 33: 48)*

﴾Datapuwa't si Allah ang nagpatunay ng kanyang kawalang-kasalanan sa mga ibinibintang sa kanya...﴿ *(Qur'an 33: 69)*

Ang isang Arabong makata ay nagsabi:

*Ang malawak na karagatan ay walang*
*nadaramang kapahamakan,*
*kung ang batang lalaki ay maghagis sa loob nito ng bato.*

Sa isang *hadith* na may grado (antas) na *hasan*, ang Propeta (saws) ay nagsabi:

*"Huwag magsalita ng masama sa akin tungkol sa aking mga Kasamahan, sapagkat katotohanang aking nagugustuhan na iwanan kayo na may magaling na dibdib."*

## Huwag malungkot kung (ikaw ay) mahirap

Habang mas higit na nasisiyahan ang katawan, ang kaluluwa ay higit na nadudumihan, at mayroong kaligtasan sa pagkakaroon lamang ng ilan o kakaunti. Ang pagtatamasa lamang ng bagay na iyong kinakailangan sa mundong ito ay isang maagang ginhawa na ipinagkakaloob sa kanila ni Allah na Kanyang kinalulugdan sa lipon ng Kanyang mga alipin.

﴾Katotohanang Kami ang magmamana sa kalupaan at anumang naroroon, at sa Amin ang kanilang pagbabalik.﴿ *(Qur'an 19: 40)*

Isang makata ang nagsabi:

*Ang tubig, tinapay, at lilim,*
*ang mga ito ang bumubuo nang higit na kaligayahan,*
*aking itinatwa ang mga kagandahang-loob ng aking Panginoon,*
*kung sasabihin ko na ako ay mayroong kakaunti lamang.*

Ano ba sa mundong ito ang tunay na mahalaga, maliban sa malamig na tubig, mainit na tinapay, at saganang lilim!

## Huwag malungkot sa mga pangamba (sa) kung ano ang maaaring mangyari

Sa Torah (mga Batas), ang sumusunod ay isinaad:

> "Ang karamihan sa mga pinangangambahan na mangyayari ay hindi kailanman nagaganap!"

Ito ay nangangahulugan na ang karamihan sa mga pag-aatubili at pangamba nang napipintong kahirapan ay hindi nangyayari na magkahugis tungo sa realidad o katotohanan. Ang mga haka-haka ng isipan ay higit na marami sa bilang at sa nasasakop kaysa sa mga bagay na talagang nagaganap sa buhay.

Isang Arabong makata ang nagsabi:

*Aking sinabi sa aking puso nang ito ay salakayin*
*ng simbuyo ng pagkabagabag:*
*maging masaya, sapagkat ang karamihan*
*ng pangamba ay hindi tunay.*

Ito ay nagbabadya na kung ikaw ay makarinig nang napipintong kalamidad, o makarinig nang paparating na malaking kapahamakan, huwag masyadong maalarma, sapagkat natatangi na

ang karamihan ng mga prediksyon o hula tungkol sa napipintong kapinsalaan ay hindi totoo.

﴾'Ang aking [sariling] pangyayari [kahahantungan] ay inilalaan ko kay Allah; sapagkat si Allah ay Lagi nang Nagmamasid sa Kanyang mga alipin.' Kaya't pinangalagaan siya ni Allah sa mga kasamaan na kanilang binalak [laban sa kanya]...﴿ *(Qur'an 40: 44-45)*

## *Huwag malungkot sa pamumuna mula sa mainggitin at may mahinang pag-iisip*

Ikaw ay gagantimpalaan kung ikaw ay magpapakita ng pagbabata sa kanilang pamimintas at sa kanilang walang galang na pamumuna. Habang higit ka nilang pinipintasan, mas higit na nadaragdagan ang iyong halaga, sapagkat siya lamang na walang natatamo ang isa na hindi kinaiinggitan (o walang naiinggit sa kanya), at sang-ayon sa salitain ng Arabo: "Ang mga tao ay hindi naninipa ng isang patay na aso."

Isang makata ang nagsabi:

*Sila ay naiinggit sa kanya na nakahihigit sa kanila,*
*ang mga tao ay nagpapakita sa kanya ng pagkamuhi at pagtutol,*
*katulad na lamang ng mga nagmamaktol na babae,*
*na nagsasalita tungkol sa magandang dalaga,*
*nang may pagkainggit at may masamang hangarin,*
*- na siya ay mula sa may mababa at hamak na pag-uugali.*

Si Zuhayr ay nagsabi:

*Sila ay naiinggit sa mga bagay na ipinagkaloob sa kanya,*
*si Allah ay hindi kukuha sa kanya (ng Kanyang ipinagkaloob)*
*na (siyang) sanhi ng kanilang paghihinanakit.*

Ang isa pa ay nagsabi:

*Kaiinggitan nila ang aking kamatayan,*
*anong kabuktutan ito, kahit na sa aking kamatayan,*
*ako ay hindi nila pinaligtas sa kanilang pagkainggit.*

Ang iba pang makata ay nagsabi:

*Ako ay dumadaing tungkol sa kawalang-katarungan*
*ng mga mapagkalat ng tsismis,*
*at hindi ka makakatagpo ng karangal-rangal*
*at matagumpay na tao na nakatakas sa pagkainggit,*
*ikaw ay nananatili,*
*O' kagalang-galang at may halagang*
*kaibigan na biktima nito, gayunman,*
*walang sinuman ang naghihinanakit sa kanya*
*na kahabag-habag at ubod ng sama.*

Sa isa pang tula:

*Kung ang isang tao ay makarating sa langit dahil*
*sa kanyang karingalan, kung gayon,*
*ang kanyang mga kaaway ay katulad ng (dami sa)*
*bilang ng mga bituin sa langit,*
*sila ay tumutudla sa kanya na gumagamit ng pana na may*
*taglay ng lahat-lahat ng uri ng pagmamalupit,*
*magkagayunman, ang kanilang mga pang-aabuso*
*ay hindi maghahantong sa kanila sa antas*
*ng kanyang pagkamaringal.*

Si Propeta Moises (Moosa) ay humiling sa kanyang Panginoon na pagbawalan ang mga tao sa pang-aabuso sa kanya sa pamamagitan ng kanilang dila. Si Allah ay nagwika, "O' Moises, hindi Ko ito ginawa sa Aking Sarili, Ako ang lumikha sa kanila at nagkaloob sa kanila (ng kanilang ikabubuhay), at sila ay lumapastangan at tumungayaw sa Akin!"

Dito ay mapapanaligan na isinalaysay na ang Propeta (saws) ay nagsabi:

*"Si Allah ay nagwika, 'Ang anak ni Adan ay tumungayaw sa Akin at lumapastangan sa Akin, at siya ay walang karapatan na gawin ito. At sa kanyang pagtutungayaw sa Akin, siya ay nagtutungayaw sa panahon, at Ako ang panahon: Aking pinagsasalit-salit ang araw at gabi sa Aking nais. At sa kanilang panglalapastangan sa Akin, sila ay nagsasabi na Ako ay may asawa at anak, at Ako ay (parehong) walang asawa gayundin ng anak.'"*

Hindi mo marahil magagawa na mapigilan ang mga tao na sumalakay sa iyong karangalan, ngunit magagawa mo na maging mahusay, at sa kalaunan, huwag pansinin at lumayo sa kanilang pamumuna at pang-uuyam.

Ang iba pang makata ay nagsabi:

*Ako ay kumikilos na nagdaan sa (harap ng)*
*hangal na tumutungayaw sa akin,*
*at ako ay nagpatuloy sa aking dating daan na nagsasabi:*
*siya ay walang kinalaman sa akin!*

Ang mga hangal at luku-luko ay maliwanag na naiinsulto ng mga nagniningning, sila na mariringal, at sila na nagpapamalas ng katalinuhan.

*Kung ang lakas at mabubuting puntos na aking taglay*
*ay aking mga kasalanan, kung gayon,*
*pakisuyo (lang na inyong) sabihin sa akin,*
*paano ako makagagawa ng mga pagbabago.*

﴾Kasawian [sa kaparusahan] ang bawat makakating dila na naninirang-puri sa talikuran; na nagtitipon ng mga kayamanan at abalang-abala sa pagbibilang nito; na nagpapalagay na ang kanyang kayamanan ay makapagpapahaba ng kanyang buhay nang walang hanggan! Hindi [ito tulad ng kanyang pag-aakala]! Katotohanang siya ay ihahagis sa Dumudurog na Apoy.﴿ *(Qur'an 104: 1-4)*

Ang isang bantog na Kanluraning manunulat ay nagsabi:

"Gawin kung ano ang tama, at matapos ay italikod mo ang iyong likuran sa bawat bulgar o mahalay na pamimintas."

Huwag tumugon sa isang mapaminsalang pahayag na ginawa tungkol sa iyo. Ang pagbabata ay nakapaglilibing sa mga kamalian, ang pagkamapagparaya ay mataas, ang katahimikan ay nakatatalo sa kaaway, ang pagpapatawad ay karangalan, na rito ikaw ay gagantimpalaan. Kung ang mapanirang pamumuna ay isinulat tungkol sa iyo, iyong maalaman na ang kalahati nang mga nakakabasa ng gayong bagay ay mabilis na nakakalimot sa mga ito, samantalang ang ibang kalahati, sa una pa lang ay hindi na interesado. Kaya't huwag lumikha ng higit pang ingay at kuskos-balungos sa pamamagitan nang pagpapabulaan sa anumang sinabi.

Ang isang matalinong tao ay nagsabi:

"Ang mga tao ay malilimutin sa iyo at sa akin, at abala sa pagsusumikap para sa kanilang tinapay. At kung ang isa sa kanila ay nauuhaw, makakalimutan niya ang aking kamatayan at ang sa iyo."

Isang makata ang nagsabi:

> *Huwag mong ipahayag ang iyong buhay-buhay*
> *sa iyong kasamahan na katabi sa upuan,*
> *sapagkat sila ay naiinggit at magsasaya*
> *sa iyong kasamaang-palad.*

Ang isang bahay na sa loob nito ay may kapayapaan at tinapay ay higit na mainam kaysa sa isang bahay na sagana sa maraming uri nang mamahaling pagkain, magkagayunman, ito ay isang lugar ng kaguluhan at pagkabalisa.

## *Huminto upang magnilay-nilay*

Huwag malungkot: sapagkat ang karamdaman ay isang pansamantalang kalagayan ng pagkatao; ang kasalanan ay maaaring mapatawad; ang pagkakautang ay mababayaran; ang bihag ay mapapakawalan; ang minamahal na nangibang bansa ay magbabalik; ang makasalanan ay magsisisi; at ang mahirap ay daragdagan sa kanilang kayamanan.

Huwag malungkot, dahil, hindi mo ba nakikita kung paano ang mga itim na ulap ay nagsisipangalat at ang marahas na hangin ay humuhupa? Ang iyong paghihirap ay masusundan ng ginhawa at ang iyong kinabukasan ay magliliwanag.

Huwag malungkot, sapagkat ang lagablab ng araw ay mapapawi sa pamamagitan nang malabay na lilim; ang uhaw ng katanghalian ay mapapaginhawa nang sariwang tubig; ang matinding kirot ng gutom ay makakatagpo ng lunas sa mainit na tinapay; at ang pagkabalisa sa kawalan ng tulog ay masusundan nang mahinahong tulog; ang mga kirot ng karamdaman ay kagyat na malilimutan matapos na magbalik ang kalusugan. Nakasalalay lamang sa iyo na

magtiis na muna sa maigsing oras at maging matiyaga sa mga ilang sandali.

Huwag malungkot, sapagkat kahit na nga ang mga doktor, ang matatalinong tao, ang mga pantas, ang mga makata, ay mahihina at walang kakayahan na tutulan o baguhin ang kung anuman ang nakatakda.

Si Ali ibn Jabla ay nagsabi:

*Marahil ang daang palabas ay darating, marahil,*
*ating pinagiginhawa ang ating sarili sa pag-aakala (marahil sa isipan),*
*kaya't huwag mawalan ng pag-asa kung ikaw ay nakatagpo*
*ng kahirapan o karamdaman na nakapagpapahina ng iyong espiritu,*
*sapagkat ang pinakamalapit ay dumating upang magpaginhawa,*
*ito ay nang mawalan siya ng lahat ng pag-asa.*

Huwag malungkot: piliin mo para sa iyong sarili kung anuman ang pinili ni Allah para sa iyo.

Tumindig kung Kanyang ninais na ikaw ay tumindig, at umupo kung ipinag-utos Niya na ikaw ay umupo. Magpamalas ng pagtitiyaga kung ginawa Niya na ikaw ay maging mahirap, at maging mapagpasalamat kung ginawa Niya na ikaw ay maging mayaman. Ang ganitong mga puntos ay nauunawaan mula sa pahayag na, "Ako ay nalulugod kay Allah bilang aking Panginoon, sa Islam bilang isang Relihiyon, at kay Muhammad bilang isang Sugo."

At isang Arabong makata ang nagsabi:

*Huwag humabi ng plano para sa iyong sarili,*
*ang mga tao ng pagpapakana ay winasak,*
*maging kuntento sa Aming pagtatakda,*
*Kami ay higit na karapat-dapat na magplano para*
*sa iyo kaysa sa iyong sarili.*

Huwag malungkot: palagpasin ang mga gawa ng iba.

Hindi sila makapaglalatag ng pag-aangkin na sila ay makapagbibigay ng kapakinabangan o kapinsalaan, kamatayan o buhay, gantimpala o kaparusahan.

Si Ibraheem ibn Adham ay nagsabi:

> "Kami ay namuhay ng gayong buhay (ng kamangha-manghang kasiyahan sa pagsamba kay Allah) na kung ang mga hari ay makakaalam nito, sila ay lalaban sa amin dahil dito ng may mga espada."

Si Ibn Taymiyah ay nagsabi:

> "Kung minsan ang puso ay nasa gayong kalagayan, na aking masasabi: kung ang mga tao ng Paraiso ay makakaranas ng ganito, kung gayon, katiyakang nagkaroon sila ng kamangha-manghang buhay."

Kanyang sinabi sa isa pang okasyon:

> "Kung minsan ang puso ay nagsasayaw nang may masidhing kagalakan, sa kaligayahan nang pag-aala-ala kay Allah at ang pakiramdam na malapit sa Kanya."

Kanya ring sinabi nang siya ay pumapasok sa bilangguan, habang ang mga bantay ay nagsasara ng mga pintuan para sa kanya:

﴾Kaya't isang dingding ang ititindig sa pagitan nila na rito ay may tarangkahan. Sa loob nito ay naroroon ang walang maliw na Habag, at sa labas nito ay naroroon ang Kaparusahan!﴿ *(Qur'an 57: 13)*

Kanyang sinabi habang siya ay nasa bilangguan:

> "Ano ang magagawa ng aking mga kaaway sa akin! Ang aking halamanan at aking paraiso ay nasa loob ng aking dibdib, saan man ako magpunta, sila ay kasama ko. Kung ang aking mga

kaaway ay pumatay sa akin, ako ay magiging isang martir at kung ako ay itaboy nila sa aking bansa, ako ay pupunta sa ibang bansa bilang isang turista; at sa pagkukulong nila sa akin, hinayaan nila na ako ay mapag-isa (upang ako ay makasamba kay Allah)."

Ang isang matalinong tao ay minsang nagsabi:

"Ano ang kanyang natagpuan, siya na nawalan ng (Panginoong) Allah, at ano ang kanyang natuklasan, siya na nakatagpo ng (Panginoong) Allah? Sila kailanman ay hindi magiging magkapantay; siya na nakatagpo kay Allah ay nakatagpo ng lahat-lahat, at siya na iwinala si Allah ay nawalan ng lahat-lahat."

Huwag maging bulag na damhin ang pagdurusa; sa halip, tiyakin na iyong nalalaman ang halaga ng bagay kung bakit ikaw ay nakadarama ng kalungkutan.

Ang Propeta (saws) ay nagsabi:

"*Para sa akin na sabihin, 'Gaano kaperpekto si Allah, ang lahat ng papuri ay para sa Kanya, wala ng iba pa ang karapat-dapat pag-ukulan ng pagsamba maliban sa Kanya, at si Allah ang pinakadakila', ay higit na mahal sa akin kaysa sa lahat nang sinisikatan ng araw.*"

Sa mayayamang tao, sa kanilang mga kastilyo, mga bahay, at kayamanan, ang isa sa ating mga banal na sinundang henerasyon ay nagsabi:

"Tayo ay kumakain at sila ay kumakain. Tayo ay umiinom at sila ay umiinom. Tayo ay nakakakita at sila ay nakakakita. Tayo ay hindi tatawagin upang magsulit at sila ay pananagutin (alalaong baga, sa kanilang kayamanan, kung paano ito nakamit at kung paano ito ginugol)."

Sa mga salita ng isang makata:

*Ang unang gabi sa libingan ay nakapangyari*
*sa kanya na makalimot sa mga kastilyo ni*
*Khosrau at sa mga kayamanan ni Caesar.*

Si Allah ay nagwika:

﴾At katotohanan, kayong lahat ay dumating sa Amin na nag-iisa [na walang kayamanan, mga kasama o anupamang bagay], katulad nang kayo ay Aming likhain sa pasimula.﴿ *(Qur'an 6: 94)*

Ang mga nananampalataya ay nagsabi:

﴾Ito ang ipinangako sa atin ni Allah at ng Kanyang Sugo [Muhammad], at si Allah at ang Kanyang Sugo ay nagsabi ng katotohanan.﴿ *(Qur'an 33: 22)*

At ang mga mapagkunwari ay nagsasabi:

﴾Si Allah at ang Kanyang Sugo ay walang ipinangako sa atin maliban sa kahibangan!﴿ *(Qur'an 33: 12)*

Ang iyong buhay ay produkto ng iyong kaisipan. Ang kaisipan na iyong pinamumuhanan ay magkakaroon ng hindi mapapawing epekto sa iyong buhay, maging ito man ay masayang kaisipan o malungkot na kaisipan.

Isang makata ang nagsabi:

*Ang takot ay hindi pumupuno sa aking puso bago*
*ang pangyayari na aking kinatatakutan,*
*at ako ay hindi lubhang naliligalig kung*
*ang gayong pangyayari ay hindi naganap.*

## ***Huwag malungkot, — gumawa nang mabuti sa iba***

Ang maging lingkod sa iba ay naghahantong sa kaligayahan. Sa isang mapapanaligang *hadith*, ang Propeta (saws) ay nagsabi:

*"Katotohanang si Allah ay magwiwika sa Kanyang alipin habang Siya ay kumukuha ng pagsusulit sa kanya sa Araw ng Paghuhukom, 'O' anak ni Adan, Ako ay nagugutom at Ako ay hindi mo pinakain.' Siya ay sasagot, 'Paano ko Kayo pakakainin, Ikaw (po) ang Panginoon ng sandaigdigan!' Siya (Allah) ay magsasabi, 'Hindi mo ba alam na ang Aking alipin na si ganoon at si ganito na anak ni ganoon at ni ganito ay nakadama ng pagkagutom, at hindi mo siya pinakain. Alas! Kung pinakain mo lamang siya, iyong matatagpuan ito (alalaong baga, ang gantimpala) na nasa Akin. O' anak ni Adan, Ako ay nauuhaw at hindi mo binigyan ng anumang maiinom.' Siya ay magsasabi, 'Paano ko Kayo mabibigyan ng inumin, at Ikaw (po) ang Panginoon ng sandaigdigan!' Siya (Allah) ay magsasabi, 'Hindi mo ba alam ang Aking alipin na si ganoon at si ganito, ang anak ni ganoon at ni ganito ay nauuhaw at hindi mo siya binigyan ng inumin. Alas! Kung binigyan mo lamang siya, iyong matatagpuan yaon (alalaong baga, ang gantimpala) na nasa Akin. O' anak ni Adan, Ako ay nagkasakit at hindi mo Ako dinalaw.' Siya ay magsasabi, 'Paano ko Kayo dadalawin, at Ikaw (po) ang Panginoon ng sandaigdigan!' Siya (Allah) ay magsasabi, 'Hindi mo ba alam ang Aking alipin na si ganoon at si ganito, ang anak ni ganoon at ni ganito ay nagkasakit at hindi mo siya dinalaw. Alas! Kung dinalaw mo lamang siya, matatagpuan mo Ako na nasa kanya."*

Narito ang isang interesadong puntos; ang panghuling isang katlo ng *hadith* ay ang salitang: "...matatagpuan mo Ako na nasa kanya."

Ito ay hindi katulad ng unang dalawang bahagi ng *hadith*: "Iyong matatagpuan yaon (alalaong baga, ang gantimpala sa pagpapakain at pagbibigay ng inumin) sa Akin."

Ang dahilan ng pagkakaiba ay dahil si Allah, ang Lubos na Mahabagin, ay nasa piling ng mga tao (sa Kanyang karunungan) na ang puso ay naguguluhan, na (di) gaya ng tao na may sakit. At sa ibang *hadith*, ang Propeta (saws) ay nagsabi:

"*Mayroong gantimpala sa bawat namamasang atay (alalaong baga, ang gumawa ng paglilingkod sa anumang nabubuhay na nilikha ay gagantimpalaan).*"

Gayundin, (iyong) maalaman na si Allah ay tumanggap sa puta na mula sa angkan ng Israel sa Paraiso sapagkat siya ay nagbigay ng maiinom sa isang aso na nauuhaw. Kaya't ano ang magiging turing para sa kanya na nagpapakain ng tao, na nagbibigay sa kanila ng inumin at nag-aalis ng kanilang kahirapan!

Sa isang mapapanaligang *hadith*, ang Propeta (saws) ay nagsabi:

"*Sinuman ang may labis na ikinabubuhay ay marapat na magbigay nito sa kanya na walang ikinabubuhay. At sinuman ang may labis na sasakyang hayop ay marapat na magbigay nito sa kanya na walang sasakyang hayop.*"

Ipinag-utos niya sa kanyang katulong na hanapin ang mga panauhin, si Hatim ay nagsabi sa ilan sa kanyang magagandang talata:

*Pagliyabin ang uling, sapagkat katiyakang*
*ang gabi ay may nanunuot na lamig,*
*kung dadalhan mo ako ng panauhin,*
*kung gayon ikaw ay napalaya ko na.*

At sinabi niya sa kanyang asawa:

*Kailanma't ikaw ay naghahanda ng pagkain,*
*kung gayon, hanapin siya na nagugutom,*
*sapagkat ako ay hindi kumakain nang mag-isa.*

Ang kapitbahay ni Ibn Mubarak ay isang Hudyo. Siya ay lagi niyang pinakakain bago niya pakainin ang sarili niyang mga anak at una siyang nagkakaloob sa kanya ng damit, at matapos ay ang kanyang mga anak. Ang ilang tao ay nagsabi sa Hudyo, "Ipagbili mo sa amin ang iyong bahay." Siya ay sumagot, "Ang aking bahay ay dalawang libong dinar. Ang isang libo ay para sa halaga ng bahay at ang isang libo ay dahil sa pagkakaroon ko ng isang kapitbahay na si Ibn Mubarak!" Si Ibn Mubarak ay nakarinig ng ganito at siya ay napabulalas, "O' Allah, patnubayan Mo (po) siya sa Islam." At nangyari, sa kapahintulutan ni Allah, siya ay tumanggap sa Islam.

Sa isa pang okasyon, si Ibn Mubarak ay naparaan sa isang karaban (sasakyang pambiyahe) ng mga tao na naglalakbay upang magsagawa ng pilgrimahe sa Makkah, at siya rin ay nasa gayong daan upang gawin din ang gayon. Nakita niya ang isa sa kababaihan mula sa karaban na kumukuha ng patay na baka sa isang lambak (hukay para sa basura). Ipinadala niya ang kanyang katulong upang mag-usisa tungkol dito, at nang kanyang tanungin siya (ang babae), siya ay sumagot, "Wala kaming anuman sa loob ng tatlong araw maliban sa bagay na napasok sa ilalim nito." Nang marinig ni Ibn Mubarak ang ganito, ang kanyang mga mata ay natigmak ng luha. Ipinag-utos niya na ang lahat ng kanyang pagkain o ikinabubuhay ay ipamahagi sa kanila na nasa karaban, at dahil wala ng natira pa sa kanya upang ipagpatuloy ang paglalakbay, siya ay nagbalik sa kanyang tahanan at ipinagpaliban niya ang pagsasagawa ng pilgrimahe sa taong yaon. Hindi naglaon, siya ay nakakita ng isang tao sa panaginip na nagsasabi: "Ang iyong pilgrimahe ay tinanggap, gayundin ang iyong mga ritwal, at ang iyong mga kasalanan ay pinatawad."

Si Allah ay nagwika:

﴾At sila ay nagbigay [sa kanila] nang higit na pagkiling [o pagtatangi] kaysa sa kanilang sarili, bagama't sila sa kanilang sarili ay nangangailangan ng gayon.﴿ *(Qur'an 59: 9)*

Isang makata ang nagsabi:

*Kahit na nga ako ay isang tao na malayo,*
*Sa kanyang kaibigan kung pag-uusapan ang agwat,*
*Iniaalay ko sa kanya ang aking tulong at nagnanais*
*na mapaginhawa ang kanyang kahirapan,*
*At tinugon ko ang kanyang paanyaya*
*at kanyang panawagan ng tulong sa akin,*
*At kung siya ay magsuot nang kamangha-mangha*
*at bagong kasuutan, hindi ko sasabihin,*
*Alas, sana ako ay pagpalain na*
*mabigyan ng damit na kanyang suot.*

Sa (Ngalan) ni Allah, gaano kamangha-mangha ang mabubuting gawa at isang mapagbigay na kaluluwa!

Walang sinuman ang nagsisisi kung nakagawa nang mainam maging siya (man) ay naging maluho sa paggawa ng gayon. Ang pagsisisi ay para lamang sa kamalian o para sa kasahulan na nagawa, kahit na ang gayong kamalian ay maliit lamang.

## *Ang pagkainggit ay hindi isang bagong bagay*

Kung iyong naririnig ang hampas nang naghihinanakit na mga salita sa iyong mga tainga, huwag mag-alala, - ang pagkainggit ay hindi isang bagay na bago. Gaya na nga nang sinabi ng isang makata:

*Ilaan mo ang iyong sarili sa pagtitipon*
*ng mabuting pag-uugali, at magtrabaho,*
*At italikod mo ang iyong likod sa kanya na nagpapalamig*
*ng kanyang pagkainggit sa pagbibigay sa iyo ng pamimintas,*
*(Iyong) maalaman na ang haba*
*ng iyong buhay ay siyang panahon ng mabubuting gawa,*
*Dito, ang mga ito ay maaaring tanggapin,*
*at matapos (ito) ay kamatayan,*
*(ang oras) na ang pagkainggit ay humihinto.*

Isang matalinong tao ang nagsabi:

> "Kung ikaw ay nakakaharap ng pamumuna o ng walang katarungang pangbubulyaw, yaong may mararamdaming kalooban ay marapat na magbuhos ng ilang dami ng lamig sa kanilang nerbiyos (ugat o litid) nang sapilitan."

Ang isa pa ay nagsabi:

> "Ang duwag ay namamatay sa maraming kamatayan at ang matapang na tao ay namamatay nang minsan."

Kung si Allah ay magnais nang mabuti sa isa sa Kanyang mga alipin, Kanyang kinukublihan siya ng pagkaidlip bilang isang seguridad, na gaya nang nangyari kay Talha (nawa'y kalugdan siya ni Allah) bago ang digmaan ng Uhud. Sa maigsing panahon bago ang labanan, habang ang mga hindi nananampalataya ay naghihintay na may nerbiyos ng pag-aatubili, siya ay nabalutan ng pagkaidlip na nakapangyari sa kanya sa ilang pagkakataon, na mabitawan ang kanyang espada, napakatahimik at napakahinahon ang kanyang naramdaman.

Si Allah, ang Pinakamakapangyarihan ay nagwika:

﴾Ipagbadya: 'Kayo ba ay naghihintay sa amin [sa anumang bagay] maliban sa isa sa dalawang pinakamainam na bagay [ang pagiging martir o tagumpay]; at kami ay naghihintay sa inyo, na si Allah ay maggagawad sa inyo ng kaparusahan mula sa Kanyang Sarili [o ng kaparusahan] mula sa aming mga kamay. Kaya't magsipag-antabay kayo, kami ay nag-aantabay sa inyo.'﴿ *(Qur'an 9: 52)*

﴾At walang sinuman ang maaaring mamatay maliban kung kapahintulutan ito ni Allah at sa natataningang araw.﴿ *(Qur'an 3: 145)*

Si Ali (nawa'y kalugdan siya ni Allah) ay nagsabi:

> "Alin sa dalawang araw ng kamatayan ang aking kinatatakutan? Ang araw na hindi itinakda sa akin na mamatay o ang araw na ang kamatayan ay itinadhana sa akin. Kung tungkol sa una, hindi ko ito kinatatakutan. At tungkol sa huli, ito ay nakatakda na mangyari, at maging yaong maingat ay hindi maililigtas sa gayong araw."

Si Abu Bakr (nawa'y kalugdan siya ni Allah) ay nagsabi:

> "Maghanap ng kamatayan (alalaong baga, maging matapang) at ikaw ay pagkakalooban ng buhay."

## *Huminto upang magnilay-nilay*

Huwag malungkot, sapagkat si Allah ay nagtatanggol sa iyo at ang mga anghel ay humihingi ng kapatawaran para sa iyo; ang mga nananampalataya ay nagbabahagi sa iyo ng kanilang mga pagdalangin sa bawat pagdarasal; ang Propeta (saws) ay mamamagitan sa mga nananampalataya (sa araw ng Paghuhukom sa kapahintulutan ni Allah); ang Qur'an ay hitik sa magagandang pangako; at higit sa lahat ay ang habag ng (Tanging) Isa na Siyang Pinakamahahabagin.

Huwag malungkot: ang mabuting gawa ay nadaragdagan upang ang halaga nito ay dumami ng sampung beses o pitong daang beses o higit pa, at higit pa. Samantala, ang masamang gawa ay hinahalagahan ng walang dagdag o pagpaparami, at ang iyong Panginoon ay makapagpapatawad kahit na ang gayon. Gaano karaming beses na ating nasasaksihan ang pagkamapagbigay ni Allah, ang pagkamapagbigay na hindi mapaparisan ng sinuman! At ang kagandahang-loob ng sinuman ay hindi man lang malapit sa Kanyang kagandahang-loob.

Kung ikaw ay hindi nag-aakibat ng mga katambal kay Allah, kung ikaw ay naniniwala sa tunay na relihiyon, at kung minamahal mo si Allah at ang Kanyang Sugo (saws), huwag makadama ng kalungkutan. Kung ikaw ay nakadarama ng pagsisisi sa iyong masasamang gawa at nagagalak kung ikaw ay nakagawa ng may kabuluhang gawa, huwag makadama ng kalungkutan. Ikaw ay may higit na maraming kabutihan na hindi mo napag-aakala.

Kung sakaling sa iyong buhay, kung ikaw ay nakagawa na maitatag ang kalagayan ng balanseng pagkakasundo na pinatutungkulan sa sumusunod na *hadith*, huwag makadama ng kalungkutan:

"*Gaano kamangha-mangha ang kalagayan ng nananampalataya. Ang lahat ng kanyang buhay-buhay o pangyayari ay mabuti para sa kanya! At hindi ito gayon (sa lahat), maliban lamang sa nananampalataya. Kung siya ay mayroong dahilan na maging maligaya, siya ay mapagpasalamat, at ito ay mabuti sa kanya. At kung siya ay dinapuan ng kahirapan, siya ay mapagbata, at ito ay mabuti para sa kanya.*"

Huwag malungkot: ang pagbabata sa panahon ng pagkabahala ay siyang landas kapwa sa tagumpay at kaligayahan.

﴾At ikaw ay maging matimtiman sa pagtitiyaga, at ang iyong pagtitiyaga ay para kay Allah.﴿ *(Qur'an 16: 127)*

﴾Kaya't [para sa akin] ang pagbabata ay mabuti [at higit na naaangkop]! At si Allah lamang ang maaari [kong] mahingan ng tulong sa bagay na inyong pinangangatwiranan.﴿ *(Qur'an 12: 18)*

﴾Kaya't maging matiyaga ka nang may magiliw na pagtitiyaga.﴿ *(Qur'an 70: 5)*

﴾Salamun alaykum [Ang kapayapaan ay sumainyo] sapagkat kayo ay nagsipagtiyaga sa pagbabata!﴿ *(Qur'an 13: 24)*

﴾At ikaw ay maging matimtiman sa pagtitiyaga sa anupamang dumatal sa iyo.﴿ *(Qur'an 31: 17)*

﴾Magsipagbata kayo at higit na magtiyaga [nang higit sa inyong kaaway], at bantayan ninyo ang inyong nasasakupan sa pamamagitan nang pagtatalaga ng pangkat na sandatahan sa mga lugar na ang kaaway ay maaaring lumusob sa inyo...﴿ *(Qur'an 3: 200)*

Si Umar (nawa'y kalugdan siya ni Allah) ay nagsabi:

> "Sa pamamagitan ng pagtitiyaga, atin na ngayong natamo ang mabuting buhay."

Para sa mga tao ng *Sunnah*, mayroong tatlong bagay na kanilang dinudulugan kung nakakaharap ng kalamidad: pagtitiyaga, pananalangin, at paghihintay ng may pag-asam sa isang mabuting kalalabasan.

Isang makata ang nagsabi:

*Kami ay nagbuhos sa kanila ng isang baso,*
*gayundin sila ay nagbuhos ng isang (baso)*
*sa amin (na nagpapahiwatig sa dugo na ibinubuhos*

*ng mga kaaway sa bawat isa sa kanila sa digmaan),*
*Datapuwa't sa harap ng kamatayan,*
*kami ang higit na matiyaga.*

Sa isang mapapanaligang *hadith*, ang Propeta (saws) ay nagsabi:

"*Walang isa man ang higit na matiyaga kung siya ay nakakarinig ng bagay na nakakasugat ng damdamin kaysa kay Allah. Sila ay nagpapamarali na Siya ay may anak at asawa, gayunpaman, Siya ay nagbibigay sa kanila ng kalusugan at ikabubuhay.*"

Ang Propeta (saws) ay nagsabi rin:

"*Nawa'y ipagkaloob ni Allah ang Kanyang habag kay Moises (Moosa). Siya ay sinubukan nang higit pa rito (alalaong baga, nang higit pa sa pagsubok sa akin), at siya ay patuloy pa rin na matiyaga.*"

At siya (saws) ay nagsabi:

"*Sinuman ang matiyaga, si Allah ay magbibigay sa kanya ng higit pang lakas upang maipagtuloy niya ang pagiging matiyaga.*"

Isang makata ang nagsabi:

*Ginapang ko ang aking landas upang maging natatangi,*
*at yaong mga nagsumikap ay narating yaon,*
*Sa pamamagitan ng paggawa at pagtatrabaho,*
*at sa hindi pagpapalagpas ng maliit mang pagsisikhay,*
*Marami ang nagtangka na marating yaon,*
*at ang karamihan ay nabagot o napagod*
*sa panahon ng kanilang paglalakbay,*
*At sila ay yumakap sa pagiging tangi*
*na nananatiling matapat at matiyaga,*

*Huwag ituring ang pagiging tangi*
*na isang mansanas na iyong kinakain,*
*Ikaw ay hindi makapagkakamit*
*ng pagiging tangi hangga't hindi mo natatalo*
*ang kahirapan ng iyong pagtitiyaga.*

Ang mataas na mithiin ay hindi natatamo sa pamamagitan ng pananaginip o pagpapantasya; ito ay maaari lamang marating sa pamamagitan ng dedikasyon at pagsusumakit.

Huwag magdalamhati kung paano ang mga tao ay nagtuturing sa iyo. At matutuhan ang ganitong aral sa pamamagitan nang pagmamasid kung paano sila nakikitungo kay Allah."

Si Imam Ahmad ay nag-ulat sa isang *hadith* sa aklat ng *Zuhd*, kung saan ang Propeta (saws) ay nagsalaysay ng sumusunod na salitain mula kay Allah:

"*Pambihira ka, O' anak ni Adan! Ako ang lumikha sa iyo at ikaw ay sumamba sa iba pa sa Akin. Ako ang nagkaloob sa iyo (ng iyong ikabubuhay) at ikaw ay nagpapasalamat sa kanila bukod pa sa Akin. Ipinakita Ko sa iyo ang pagmamahal sa pamamagitan ng pagbibigay sa iyo ng mga biyaya at ikaw ay hindi Ko (naman) kailangan, habang ipinamamalas mo sa Akin ang iyong matinding pagkapoot sa pamamagitan ng iyong mga kasalanan, at para sa Akin, ikaw ay mahirap. Ang Aking kabutihan ay pumapanaog sa iyo, at ang iyong kasamaan ay pumapanhik sa Akin.*"

Doon ay nabanggit sa talambuhay ni Propeta Eesa (Hesus) [sumakanya nawa ang kapayapaan], sa kapahintulutan ni Allah, na siya ay nagpagaling ng tatlumpung tao na may sakit at nagpagaling nang marami na dinapuan ng pagkabulag. Matapos ito, sila ay bumaling sa kanya bilang mga kaaway.

## *Huwag malungkot dahil sa pangangailangan ng sapat na ikabubuhay*

Katotohanang ang Tanging Isa na nagkakaloob ng ikabubuhay ay si Allah. Ginawa Niyang kapanagutan sa Kanyang Sarili na kung anuman ang ikabubuhay na Kanyang isinulat sa Kanyang mga alipin ay makakarating sa kanila.

﴾At sa kalangitan ay naroroon ang inyong biyaya na sa inyo ay ipinangako.﴿ *(Qur'an 51: 22)*

Kung si Allah ang Tanging Isa na nagkakaloob sa mga nilikha, bakit magbibigay ng pabor sa mga tao? At bakit ang isa ay magbababa ng kanyang sarili sa harapan ng ibang tao sa pag-asa na makukuha niya mula sa kanya ang kanyang panustos?

Si Allah ay nagwika:

﴾At walang [gumagalaw] na nilikha ang naririto sa kalupaan na ang ikinabubuhay ay hindi nanggaling kay Allah.﴿ *(Qur'an 11: 6)*

﴾Anumang maibigan ni Allah mula sa Kanyang Habag [Kabutihan], na nais Niyang ipagkaloob sa sangkatauhan, walang sinuman ang makapipigil; at ang anumang Kanyang pigilan, walang sinuman ang makapagkakaloob [liban sa Kanya].﴿ *(Qur'an 35: 2)*

Huwag malungkot, sapagkat mayroong mga pamamaraan upang mapadali na mapagtiisan ang kalamidad. Ang ilan sa mga ito ay ang mga sumusunod:

1. Umasam ng gantimpala at kabayaran mula kay Allah, ang Kataas-taasan:

﴾Sila lamang na matitiyaga ang tatanggap nang ganap ng kanilang gantimpala ng walang pagbibilang [alalaong baga, walang hangganan].﴿ *(Qur'an 39: 10)*

2. Pagdalaw sa kanila na mga nahihirapan at paghahanap ng ginhawa na ikaw pala ay higit na mainam kaysa sa iba.

Isang makata ang nagsabi:

*Kung hindi lamang sa maraming*
*nagdadalamhati sa aking paligid,*
*Na nananangis sa kanilang mga kapatid,*
*sana ay kinuha ko na ang sarili kong buhay.*

Kaya't tumingin sa kanila na nakapaligid sa iyo. Walang sinuman kahit na isa, na ang kahirapan at kasawiang-palad ay hindi nakasaling sa kanya.

## Pahalagahan ang gayon, ihambing sa iba, ang iyong pagsubok ay magaan

Kung iyong batid na ang iyong pagsubok ay wala sa iyong relihiyon, bagkus ito ay nasa mga makamundong bagay, kung gayon, maging kuntento.

Maalaman na walang salamangka o artipisyo (linlang o panggaganyo) ang maaaring gamitin upang ibalik sa dati ang nangyari na. Isang makata ang nagsabi:

*Huwag gumamit ng salamangka (o panlalansi)*
*upang baguhin ang pangyayari,*
*Sapagkat ang tangi lamang salamangka ay iwanan*
*ang lahat ng mga panlalansi (panlilinlang).*

Pahalagahan na ang pamimili sa kung ano ang mabuti para sa iyo o ang hindi mabuti para sa iyo ay tanging angkin lamang ni Allah:

﴾Maaaring ang isang bagay na hindi ninyo naiibigan, ito ay mainam [makabubuti] sa inyo.﴿ *(Qur'an 2: 216)*

## *Huwag gagarin ang personalidad ng iba*

﴾Sa bawat pamayanan ay mayroong direksyon kung saan nila ibinabaling ang kanilang mukha [sa pagdarasal]. Kaya't magpaligsahan kayo sa paggawa ng mga kabutihan.﴿ *(Qur'an 2: 148)*

﴾At Siya ang gumawa sa inyo sa maraming sali't saling lahi, na nagpapalit sa bawat isa [sa mga henerasyon] sa kalupaan. At Kanyang itinaas ang ilan sa inyo na higit na nakakaangat sa iba sa maraming antas [kapangyarihan at kayamanan]...﴿ *(Qur'an 6:165)*

﴾Ang bawat [pangkat] ng mga tao ay nakakaalam ng kaniyang lugar ng tubig.﴿ *(Qur'an 2: 60)*

Ang bawat tao ay may kanya-kanya lipon ng talento, abilidad, kaalaman, at kinikilingan o tinatangi. Ang isa sa aspeto ng pag-uugali ng Propeta (saws) ay ang kanyang kakayahan na mamuno: kanyang inilagay sa gawain ang kanyang mga Kasamahan ayon sa kanyang talento at pagkabihasa. Si Ali ay parehong makatarungan at matalino, kaya't ang Propeta (saws) ay nagluklok sa kanya na maging isang hukom. Ang Propeta (saws) ay gumamit kay Mu'aadh dahil sa kanyang karunungan; si Ubaee para sa Qur'an; si Zayd para sa pagbibigay ng pasya sa pamana; si Khalid para sa *jihad* (maka-Diyos na pakikipagtunggali); si Hassan para sa tulain; at si Qays ibn Thaabit para sa pampublikong talumpati (nawa'y kalugdan silang lahat ni Allah).

Ang malusaw (o unti-unting maparam) sa personalidad ng iba, sa anumang kadahilanan, ay maituturing na isang pagpapakamatay. At ang gayahin ang likas na pag-uugali o kilos ng iba ay ang

maghatid ng pamatay-suntok sa sarili. Ang ilan sa mga tanda ni Allah na marapat na kamanghaan ay ang sari-saring pag-uugali ng mga tao, - gaya na lamang ng kanilang mga talento, ang iba't ibang wika na kanilang nasasalita, at ang kanilang iba't ibang kulay. Si Abu Bakr (nawa'y kalugdan siya ni Allah), halimbawa, sa pamamagitan ng kanyang pagkamaginoo at pagkamahinahon, ay nagbigay nang malaking kapakinabangan sa Islam at sa Bansa (Bayang) ito. Si Umar, sa isang banda, ay tumulong sa Islam at sa mga sumusunod dito na maging matagumpay sa pamamagitan ng kanyang mahigpit na pagkilos at kahigpitan. Samakatuwid, maging panatag sa iyong mga likas na talento at kakayahan. Paunlarin ang mga ito, palawakin ito, at makinabang dito.

﴾Walang sinumang kaluluwa ang binigyan ni Allah ng pasanin na hindi niya kayang dalhin.﴿ *(Qur'an 2: 286)*

## *Ang ganap na pagkakahiwalay at ang mga positibong epekto nito*

Kung i-aaplay ng may tamang pang-unawa, ang pagiging ganap na hiwalay ay maaaring ganap na maging kapaki-pakinabang.

Si Ibn Taymiyah ay nagsabi:

> "Sa maraming oras, kinakailangan sa sumasamba na mapag-isa sa iba upang magsagawa ng pagdarasal, alalahanin si Allah, dumalit ng Qur'an, at magsaalang-alang sa kanyang sarili at sa kanyang mga gawa. Gayundin, ang pagiging lubos na hiwalay ay nagpapahintulot sa isa na manikluhod, humanap ng pagpapatawad, lumayo sa kasamaan, at marami pang iba."

Si Ibn Al-Jawzi ay nag-alay ng tatlong kapitulo sa kanyang bantog na aklat, ang *Sayd Al-Khatir* sa ganitong paksa. Siya ay nagsabi:

"Hindi ako nakakita o nakarinig ng anuman na magbibigay ng kapanatagan, karangalan at dignidad na mas higit sa nagagawa ng pagiging ganap na hiwalay o pag-iisa. Ito ay nakatutulong sa kaninuman na manatiling malayo sa kasamaan, ito ay nangangalaga sa karangalan niya, at ito ay matipid sa oras. Ito ay nagpapalayo sa sinuman sa mainggiting isipan at sa kanila na nagtatamo ng kasiyahan sa iyong kasawiang palad. Ito ay nagpapaunlad sa pag-aala-ala sa Kabilang Buhay, at ito ay nagpapahintulot sa sinuman na magnilay-nilay sa kanyang pakikipagtagpo kay Allah. Sa panahon ng pag-iisa, ang isipan ng sinuman ay maaaring gumala sa bagay na kapaki-pakinabang, sa bagay na nagtataglay ng karunungan."

Tanging si Allah ang nakakaalam ng mga kapakinabangan ng pagiging ganap na hiwalay, sapagkat sa pag-iisa, ang isipan ng sinuman ay umuunlad, ang mga pananaw ay nahihinog, ang puso ay nakakatagpo ng kapanatagan, at ang sinuman ay nakakatagpo sa kanyang sarili ng isang huwarang atmospera para sa pagsamba. Sa pananatiling hiwalay o nag-iisa sa maraming oras, ang sinuman ay naglalayo sa kanyang sarili sa mga pagsubok, sa pambobola sa tao na hindi marapat na papurihan, at sa mga mata ng mga mainggitin at mapanaghiling tao. Ang sinuman ay ligtas sa kapalaluan ng kayabangan at sa mga kahibangan ng hangal. Sa pag-iisa, ang mga kamalian ng sinuman, ang kanyang mga gawa at mga sinasabi ay ganap na nakahiwalay sa likod ng lambong o belo.

Sa panahon ng pag-iisa, ang sinuman ay makagagawa na manaliksik nang malalim sa isang dagat ng mga ideya at mga konsepto. Sa gayong kalagayan, ang isipan ay malaya na humugis sa kanyang mga opinyon. Kung maging ganap na hiwalay sa lipon ng iba, ang kaluluwa ay malaya na makapagtamo ng kalagayan ng matinding kagalakan at upang mangaso ng nakapagpapasiglang kaisipan. Kung nag-iisa, ang sinuman ay hindi gumagawa para sa

palabas o pagpaparangya, sapagkat walang iba maliban kay Allah ang nakakakita sa kanya, at sapagkat wala ng iba ang nakakarinig sa kanya maliban kay Allah.

Ang bawat tao na isang matalino, na may dakilang kaisipan, o dakilang tagapag-ambag sa lipi ng tao ay nagdilig ng mga buto ng kanyang kadakilaan mula sa balon ng pag-iisa, hanggang ang buto ay maging isang halaman, at sa kalaunan, ay naging matibay na punongkahoy.

Si Al-Qadi Ali ibn Abdul-aziz Al-Jurjani ay nagsabi:

*Hindi ko kailanman nalasap ang tamis ng buhay hanggang*
*ako ay maging kasama ng tahanan at aklat,*
*Wala ng iba pa ang higit na kagalang-galang kaysa sa karunungan,*
*Kaya't ako ay hindi humanap sa iba ng makakasama,*
*Katiyakan, ang tanging hamak na pamumuhay ay*
*ang pakikihalubilo sa mga tao,*
*Samakatuwid, iwanan sila at mamuhay*
*nang maringal at kapita-pitagan.*

Ang isa pa ay nagsabi:

*Ako ay nakatagpo ng kasama sa aking pag-iisa at ako*
*ay maalab na nanatili sa aking tahanan,*
*Kaya't ang katahimikan ay tuluy-tuloy sa akin at*
*ang aking kaligayahan ay yumabong,*
*Aking pinutol ang pakikipag-ugnayan*
*sa tao at hindi ko ito alintana,*
*Kahit na ang sandatahan ay pumalaot*
*o ang pangulo ay dumalaw!*

Si Ahmad ibn Khaleel Al-Hanbali ay nagsabi:

*Sinuman ang magsumikap para sa dignidad at ginhawa*
*Mula sa mahaba at matinding pagkabalisa,*
*Hayaan siya ay maging isa sa mga tao,*
*At maging kuntento sa kakaunti.*
*Habang ang isa ay namumuhay ng walang kapakinabangan,*
*Paano siya makakatagpo ng kasiyahan sa buhay?*
*Sa pagitan na masusundot ng mapanglinlang*
*at sa pagbibigay ng pambobola sa nagmamapuri (sa sarili),*
*Sa pagitan ng pagpaparaya sa nananaghili*
*at pagtitiis sa kuripot*
*Kasawian na maging maalam sa mga*
*tao, at sa lahat ng kanilang mga paraan at mga kahibangan.*

Isa pang makata ang nagsabi:

*Ang pakikipagtagpo ay hindi nakapagdadala ng kapakinabangan,*
*Maliban sa karagdagan ng 'dito ay sinabi', at 'kanyang sinabi'.*
*Kaya't gumugol ng kaunting oras sa pakikipag-usap sa iba,*
*kahit na ito ay nakakahadlang,*
*Sa pagtatamo ng karunungan o sa pagpapaunlad*
*ng kundisyon ng sinuman.*

Si Ibn Faris ay nagsabi:

*Itinanong nila kung paano (ang kalagayan) ko,*
*at aking sinabi, mabuti, at salamat sa iyo,*
*Ang isang pangangailangan ay natugunan,*
*at ang iba ay napabayaan,*

